# IKA-24 NG PEBRERO, HUWEBES III

## Panalangin sa Umaga

### PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang aking mga labi.**
— At pupurihin ka ng aking bibig.

### PAANYAYA SA PANALANGIN

Antipona: **Halina, sambahin ang Panginoon, sapagkat siya ang ating Diyos.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak.
*(Uulitin ang Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan.
*(Uulitin ang Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan."
*(Uulitin ang Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan.
Amen.
*(Uulitin ang Antipona)*

## AWIT

Pagdating ng umaga, ang lagi nating dasal
Si Kristo'y dakilain, sa gawang nakaatang,
Sa paglipas ng gabi, sa pagdating ng araw,
Si Kristo'y dakilain, siya ay papurihan.

Umawit ng papuri nang may tuwa at galak,
Si Kristo'y dakilain, ng pusong lumiliyag,
Mapapawi ang takot, mundo ay liliwanag,
Si Kristo'y dakilain ng bayang iniligtas.

Kahit lupa at dagat, maging ang kalangitan,
Si Kristo'y dakilain, masayang aawitan,
Mula sa kalaliman, hanggang kaitaasan,
Si Kristo'y dakilain, siya ay papurihan.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Mabubuting bagay ang sa iyo'y iniulat, O lungsod ng Diyos.**

### Salmo 87

*(Ang Jerusalem ang ina nating lahat)*

Sa Bundok ng Sion,
Itinayo ng Diyos ang banal na lungsod,
Ang lungsod na ito'y
Higit niyang mahal sa alinmang bayan ng angkan ni Jacob.
Kaya't iyong dinggin
Ang ulat sa iyong mabubuting bagay, O lungsod ng Diyos:

"Pag itinala ko yaong mga bansang sa iyo'y sasama,
Aking ibibilang ang bansang Egipto at ang Babilonia;
Ibibilang ko rin yaong Filistia, Tiro at Etiopia."
At tungkol sa Sion, yaong sasabihi'y,
"Ang lahat ng bansa ay masasakupan,

Siya'y palalakasin at patatatagin ng Kataas-taasan."
Ang PANGINOON ay gagawa ng isang talaan
Ng lahat ng taong doo'y mamamayan,
Ang lahat ng ito ay magsisiawit at pawang sasayaw.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Mabubuting bagay ang sa iyo'y iniulat, O lungsod ng Diyos.**

Antipona 2: **Ang Panginoon na makapangyarihang mandirigma ay darating na may dalang gantimpala ng tagumpay.**

### Awit: Isaias 40:10-17

*(Ang Mabuting Pastol: Diyos na Kataas-taasan at Pinakamarunong)*

Dumarating ang PANGINOON na Makapangyarihan
Taglay ang gantimpala sa mga hinirang.

At tulad ng pastol,
Yaong kawan niya ay kakalingain,
Sa sariling bisig
Yaong mga tupa'y kanyang titipunin;
Sa kanyang kandungan ay pagyayamanin
At papatnubayan ang tupang may supling.

Sino ang sumukat ng tubig sa dagat sa kanyang palad?
Sino ang makasusukat sa lawak ng kalangitan?
Sinong makapaglalagay ng lahat ng lupa sa isang sisidlan?
Sa bundok at burol ay sino kaya ang makatitimbang?

Sino ang makapagsasabi ng dapat gawin ng PANGINOON?
May makapagtuturo ba o makapagpapayo sa kanya?
At sino ang kanyang sinangguni para malaman
Ang dapat niyang gawin sa alinmang bagay?
Di ba ninyo alam, sa harap ng PANGINOON
ang alinmang bansa ay walang kabuluhan?

Tulad ng isang patak ng tubig sa isang sisidlan
Ang mga pulo ay parang alikabok lamang ang timbang.

Ang lahat ng hayop sa gubat ng Libano
Ay kulang pang panghandog, at sapat na panggatong
Ang lahat ng kahoy sa bundok na ito.
Sa kanyang harapan ay walang halaga ang lahat ng bansa.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Ang Panginoon na makapangyarihang mandirigma ay darating na may dalang gantimpala ng tagumpay.**

Antipona 3: **Ang Panginoong ating Diyos ay lubos na papurihan, sambahin siya sa kanyang bundok na banal.**

## Salmo 99

*(Banal ang Panginoon nating Diyos)*

Ang PANGINOON ay naghahari, mga tao'y nanginginig,
Sa trono niya'y nakaupo na kerubin ang kalapit
Samantalang nasa trono, nanginginig ang daigdig.

Dakila ang PANGINOON, sa Sion siya ay dakila;
Ang PANGINOON ang naghahari sa lahat ng mga bansa.
Bawat isa'y magpupuri sa dakila niyang ngalan,
Banal siya't pupurihin ang pangalan niyang banal.
Hari ikaw na dakila, ang matuwid ang 'yong mahal,

Ang dulot mo sa Israel ay ganap na katarungan;
Ang dulot mo sa kanila ay pagtinging pantay-pantay.

Ang PANGINOON na ating Diyos ay lubos na papurihan;
Sa harap ng trono niya'y sambahin ang ngalang Banal!

Si Moises at si Aaron, mga saserdote niya;
At si Samuel nama'y lingkod na sa kanya ay sumamba;
Nang ang PANGINOON'y dalanginan, dininig naman sila.

Ang PANGINOON ay nagsalita sa gitna ng mga ulap;
Sila naman ay nakinig utos niya ay tinupad.

O PANGINOON na aming Diyos, sinagot mo sila agad
At ikaw ay nakilalang Diyos na mapagpatawad;
Ngunit pinagdurusa mo kung ang gawa'y hindi tumpak.

Ang Diyos natin na PANGINOON, dapat nating papurihan,
Sa banal na bundok niya sambahin ang kanyang ngalan!
Siya'y ating PANGINOON, siya'y ating Diyos na banal!

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Ang Panginoong ating Diyos ay lubos na papurihan, sambahin siya sa kanyang bundok na banal.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS

*(1 Pedro 4:8-11a)*

Higit sa lahat, magmahalan kayo nang tapat, sapagkat ang pagmamahal ay pumapawi ng maraming kasalanan. Huwag maging mabigat sa inyong loob ang pagtanggap sa mga kapatid. Bilang mabubuting katiwala ng iba't ibang kaloob ng Diyos, gamitin ninyo sa kapakinabangan ng lahat ang katangiang tinanggap ng bawat isa. Ikaw ba'y tagapangaral? Ipangaral mo ang salita ng Diyos. Ikaw ba'y tagapaglingkod? Gamitin mo sa paglilingkod ang lakas na kaloob sa iyo ng Diyos upang siya'y papurihan sa lahat ng bagay sa pamamagitan ni Hesukristo. Sa kanya ang kapangyarihan at karangalan magpakailanman! Amen.

## TUGUNAN

**Paghibik ko, Panginoon, iyo sanang pakinggan.**
— Paghibik ko, Panginoon, iyo sanang pakinggan.

**Aking gagawin ang iyong kalooban,**
— Panginoon, iyo sanang pakinggan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Paghibik ko, Panginoon, iyo sanang pakinggan.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

Antipona: **Maglingkod tayo sa Panginoon nang may banal na pamumuhay, at ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway.**

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Dumulog tayo nang may kagalakan bilang pasasalamat sa Diyos Ama; gumagabay ang kanyang pagmamahal at bumubusog sa kanyang bayan:**

*Dakilain nawa ang Panginoon sa lahat ng panahon.*

Maawaing Ama, pinupuri ka namin sa iyong pag-ibig,
— sapagkat nilalang mo kami at sa iyong biyaya kami'y nabalik.

Sa simula ng araw na ito, punuin ang aming puso ng sigasig para maglingkod sa iyo,
— upang matungo sa kadakilaan mo ang aming iniisip at inaasal.

Linisin ang aming mga puso sa bawat pagnanasang nagdudulot ng kasamaan,
— tulutan mong naisin naming sundin ang iyong kalooban.

Buksan ang aming puso sa mga nangangailangan,
— punuin kami ng diwa ng pagmamahalan.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**liwanagan ng maningning mong ilaw**
**ang mga taong nabubuhay sa dilim ng kamatayan.**
**Magbukang-liwayway nawa sa amin mula sa kaitaasan**
**ang iyong Anak na aming PANGINOONG Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen.

**Panalangin sa Takipsilim**

## PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

## AWIT

Salamat sa ating Diyos, sa biyayang kaloob,
Sa tanim, mga ani, bungang nakabubusog.
Sumisibol ang binhi, habang tao ay tulog,
Kailangan ng bukas, D'yos ay di lumilimot.

Sundin ang kalooban, ng Diyos na dakila,
Sa gampaning tumulong, kalingain ang kapwa,
May pagkain ang gutom, kung mayro'ng maaawa
Kung lahat may pag-ibig, di lamang sa salita.

Sa D'yos ay pasalamat, sa kanyang kabutihan,
Kaloob n'ya sa tao, ani ng kalikasan,
Sa ati'y pinahayag, plano't katotohanan,
Na tayo'y mahal niya, sa lahat ng nilalang.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Magalak ang iyong bayang banal, O Panginoon, habang pumapasok sa iyong tirahan.**

## Salmo 132

*(Ang mga pangako ng Diyos sa angkan ni David)*

I

Huwag kalilimutang gunitain, PANGINOON, ang lingkod mong David;
Huwag mong lilimutin ang kanyang ginawang pagpapakasakit.
Alalahanin mo ang kanyang pangakong ginawa sa iyo,
O Dakilang Diyos ng bansang Israel, wika n'ya'y ganito:

"Di ako uuwi, nanananto ako na hindi hihimlay,
Hangga't ang PANGINOON ay wala pang lugar na matitirahan,
Isang templong laan sa Diyos ni Jacob na Makapangyarihan."

Aming nabalita na nasa Betlehem ang Kaban ng Tipan,
Sa bukid ng Jaar namin nasumpungan.
Ang aming sinabi, "Ang templo ng PANGINOON ay puntahan natin
Sa harap ng trono siya ay sambahin!"

Sa iyong tahanan, PANGINOON, pumasok ka kasama ang kaban,
Ang kabang sagisag ng kapangyarihan.
Ang mga saserdote, bayaang maghayag ng 'yong pagliligtas,
Ang mga hinirang sumigaw sa galak!
Sa lingkod mong David, may pangako ka, PANGINOON namin,
Ang piniling hari, ay huwag mong itakwil.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Magalak ang iyong bayang banal, O Panginoon, habang pumapasok sa iyong tirahan.**

Antipona 2: **Pinili ng Diyos ang Sion bilang kanyang tahanan.**

## II

Ang iyong pangako sa lingkod mong David, huwag mong babawiin,
Ganito ang iyong pangakong habilin:
"Isa sa anak mo ang gagawing hari upang mamahala,
Matapos na ikaw'y pumanaw sa lupa.
Kung magiging tapat ang mga anak mo sa bigay kong tipan,
At ang mga utos ko ay igagalang,
Ang mga anak mo'y pawang maghaharing walang katapusan."

Pinili ng PANGINOON na maging tahanan ang Lungsod ng Sion,
Ito ang wika niya:
"Doon ako titira panghabang-panahon,
Ang paghahari ko'y magmumula roon.

Ang lahat ng bagay na hingin ng Sion, aking ibibigay,
Hindi magugutom ang dahop sa buhay.
Mga saserdote, papaghayaging ako'y nagliligtas,
Aawit ang madla't sisigaw sa galak.

Sa lipi ni David, ako ay kukuha ng haring dakila,
Upang maingatan ang pagpapatuloy ng pamamahala.
Yaong kaharian niya ay uunlad at mananagana,
Ang kaaway niya'y mangapapahiya."

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Pinili ng Diyos ang Sion bilang kanyang tahanan.**

Antipona 3: **Ipinagkaloob ng Ama kay Kristo ang lahat ng kapangyarihan, karangalan at paghahari, ang lahat ay tatalima sa kanya.**

**Awit: Pahayag 11:17-18; 12:10b-12a**
*(Ang hatol ng Diyos)*

PANGINOONG Diyos na Makapangyarihan sa lahat,
Diyos sa kasalukuyan, at sa nakaraan,
Nagpapasalamat kami na ginamit mo
Ang iyong walang hanggang kapangyarihan
At nagpasimula ka nang maghari!

Nagngingitngit ang mga di kumikilala sa Diyos.
Ngunit dumating na ang panahon ng iyong poot,
Ang paghatol sa mga patay,
At pagbibigay ng gantimpala sa mga propetang lingkod mo,
At sa iyong mga hinirang,
Sa lahat ng may takot sa iyo, dakila ma't hamak.
Panahon na upang lipulin mo ang mga nagpahirap sa sanlibutan.

Dumating na ang pagliligtas ng Diyos!
Ipinamalas na niya ang kanyang kapangyarihan bilang Hari!
Ipinamalas na ng Mesias ang kanyang karapatan!
Pagkat pinalayas na sa langit
Ang umuusig araw at gabi sa mga kapatid natin.

Nagtagumpay sila laban sa diyablo
Sa pamamagitan ng dugo ng Kordero
At ng kanilang pagsaksi sa katotohanan;
Hindi sila nanghinayang sa kanilang buhay.
Kaya't magalak kayo, kalangitan,
At lahat ng naninirahan diyan!

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Ipinagkaloob ng Ama kay Kristo ang lahat ng kapangyarihan, karangalan at paghahari, ang lahat ay tatalima sa kanya.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS

*(1 Pedro 3:8-9)*

Sa wakas, magkaroon kayo ng pagkakaisa, at magtinginan kayong mabuti. Magmahalan kayo bilang magkakapatid, maging maunawain at mababang-loob. Huwag ninyong gantihan ng masama ang gumagawa sa inyo ng masama. Huwag ninyong alipustain ang umaalipusta sa inyo. Sa halip, ipanalangin ninyong sila'y pagpalain yamang hinirang kayo upang tumanggap ng pagpapala ng Diyos.

## TUGUNAN

**Binigyan tayo ng Panginoon ng pagkain,**
**ang tinapay mula sa pinakamagandang trigo,**
— Binigyan tayo ng Panginoon ng pagkain,
ang tinapay mula sa pinakamagandang trigo,

**Para sa ikagagalak ng ating puso,**
— ang tinapay mula sa pinakamagandang trigo.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Binigyan tayo ng Panginoon ng pagkain,
ang tinapay mula sa pinakamagandang trigo.

## PAPURING AWIT NI MARIA

Antipona: **Ibinagsak ng Diyos ang mga hari mula sa kanilang trono, at itinaas ang mga nasa abang kalagayan.**

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.

Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Tawagan natin si Hesus, ang Mabuting Pastol na naparito upang tulungan ang kanyang bayan:**

*Dinggin mo kami, O Panginoong aming tanggulan.*

Papuri sa iyo, Panginoon, dahil tinawag mo kami
upang mapabilang sa iyong banal na Simbahan,
— panatilihin kami sa iyong Simbahan hanggang kamatayan.

Ipinagkaloob mo ang pangangalaga ng buo mong Simbahan
sa aming banal na Papa, N.
— bigyan mo siya ng matatag na pananampalataya,
magiliw na pag-ibig at buhay na pag-asa.

Gawaran mo ng biyaya ng pagbabalik-loob ang mga makasalanan,
— at ng biyaya ng tunay na pagsisisi ang sangkatauhan.

Niloob mong mamuhay na isang banyaga sa aming mundo,
— alalahanin mo ang mga tao na napawalay sa kanilang mag-anak at bayan.

Sa lahat ng mga yumao na ikaw lamang ang inasahan,
— pagkalooban mo sila ng walang hanggang kapayapaan.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**dahil sa iyong paggabay,**
**pinasasalamatan ka namin sa buong maghapong gawain.**
**Sa iyong awa, patawarin mo ang aming kasalanan**
**na aming nagawa dahil sa angking kahinaan.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen

**Panalangin sa Gabi**

PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

AWIT

Sa paglipas ng maghapon, kami'y nagdarasal;
Ipadala nawa ang 'yong Espiritung Banal,
Pinasasalamatan ang iyong kabutihan,
Pupurihin kang lagi ng puso't kalooban.

O Mabuting Pastol, tunghayan ang iyong kawan.
Iunat sa 'min ang mapagpagaling mong kamay
Upang kami'y ingatan sa aming pagkahimlay.
Ang tanging panalangi'y iyo sanang bantayan.

Antipona: **Sa iyo, aking Diyos na Makapangyarihan, mapapanatag nang may pag-asa ang aking katawan.**

**Salmo 16**
*(Ang Diyos ang aking bahagi, ang aking mana)*

O Diyos, ako'y ingatan mo, ingatan ang iyong lingkod,
Ang hangad ko ay maligtas kaya sa 'yo dumudulog;
"Ikaw'y aking PANGINOON," ang wika ko sa aking Diyos,
"Kabutihang tinanggap ko, ay ikaw ang nagkaloob."

Mga lingkod ng PANGINOON ay dakila't mararangal!
Ligaya na ng sarili ang sila ay makapisan.
Silang bumaling sa ibang diyos, sulirani'y abut-abot,
Sa pagsambang gawi nila, ako ay hindi lalahok.

Ikaw lamang, O PANGINOON ko, ang lahat sa aking buhay,
Ako'y iyong tinutugon sa lahat kong kailangan;
Ang biyayang kaloob mo ay kahanga-hangang tunay,
Kay inam ng kaloob mong sa akin ay ibinigay!

Pinupuri ko ang PANGINOON na sa akin ay patnubay,
Kahit gabi diwa niya ang sa aki'y umaakay.
Nababatid ko na siya'y kasama ko oras-oras,
Sa piling n'ya kailanma'y hindi ako matitinag.

Kaya't ako'y nagdiriwang, ang diwa ko'y nagagalak,
Ang lagi kong nadarama'y hindi ako matitinag.
Pagkat di mo tutulutang ang mahal mo ay malagak,
Sa balon ng mga patay upang doon ay maagnas.

Ituturo mo ang landas na buhay ang hahantungan,
Sa piling mo'y madarama ang lubos na kagalakan;
Ang tulong mo'y nagdudulot ng ligayang walang hanggan.

*(Papuri sa Ama at...)*

Antipona: **Sa iyo, aking Diyos na Makapangyarihan, mapapanatag nang may pag-asa ang aking katawan.**

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Tesalonica 5:23)*

Nawa'y lubusan kayong pabanalin ng Diyos na siyang nagbibigay ng kapayapaan. At nawa'y panatilihin niyang walang kapintasan ang buo ninyong katauhan — ang espiritu, kaluluwa, at katawan — hanggang sa pagparito ng ating PANGINOONG Hesukristo.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo,**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

Antipona: **Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).**

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoong Diyos,**
**gawaran kami ng mapayapang pagkahimlay**
**upang palakasin ang aming mga pagod na katawan.**
**Panibaguhin nawa kaming lagi ng iyong pagsaklolo**
**at panatilihin kaming matatag sa paglilingkod sa iyo.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos**
**ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay. Amen.